Ayon dito, kung may nagsasabi na “ang tao ay sibilisado ayon sa kalikasan niya,” nara-rapat naman na sabihin natin na “ang tao ay relihiyoso ayon sa kalikasan ng pagkalalang sa kanya”[99] dahil ang tao ay may dalawang lakas: lakas pangkaalaman na pampagmamasid at lakas pangkaalaman na pampagnanais.[100] Ang ganap na kaligayahan niya ay nakasalalay sa pagkalubos ng dalawang lakas niya: ang pangkaalaman at ang pampagnanais. Hindi naisasakaganapan ang paglulubos sa lakas pangkaalaman kundi sa pamamagitan ng pag-kakilala sa sumusunod:

1. Ang pagkakilala sa Diyos na Tagapaglikha na Tagapagtustos na lumalang sa tao mula sa wala at nagpasagana sa kanya ng mga biyaya;
2. Ang pagkakilala sa mga pangalan ni Allah at mga katangian Niya, sa isinatungkuling gampanan sa Kanya, at sa epekto ng mga pangalang ito sa mga lingkod Niya;
3. Ang pagkakilala sa daan na nagpaparating tungo kay Allah;
4. Ang pagkakilala sa mga bumabalakid at mga salot na humahadlang sa pagitan ng tao at ng pagkakilala sa daan na ito at sa ipinararating ng kaalamang ito sa kanya na dakilang lugod;
5. Ang pagkakilala sa sarili mo nang tunay na pagkakilala, ang pagkakilala sa kinakaila-ngan nito at sa anumang nagpapabuti rito at nagpapasama rito, at ang pagkakilala sa nilalaman nito na mga kalamangan at mga kapintasan.

Sa pamamagitan ng limang pagkakilala na ito ay nalulubos ng tao ang pangkaalamang lakas niya. Ang paglulubos ng lakas na pangkaalaman at pampagnanais ay hindi magaganap kung hindi sa pamamagitan ng pagsasaalang-alang sa mga karapatan ni Allah sa nilikha at pagsasagawa sa mga ito ayon sa kawagasan, katapatan, pagpapayo at pagsubaybay, at ayon sa pagsaksi sa biyaya Niya sa nilikha. Walang daan tungo sa pagkakalubos ng dalawang lakas na ito kundi sa pamamagitan ng tulong ni Allah sapagkat ang tao ay

---

[99] Tingnan ang *ad-Dín* (Ang Relihiyon), akda ni Muhammad ‘Abdulláh Darraz, pahina 84, 98.

[100] O lakas ng kaalaman sa pagmamasid at lakas ng kaalaman sa pagnanais. Ang Tagapagsalin.

nangangailangan na patnubayan siya ni Allah sa tuwid na landasin, na pinatnubayan Niya ang mga tinang-kilik Niya tungo roon.[101]

Matapos na malaman natin na ang tamang relihiyon ay ang ayudang makadiyos para sa iba-ibang lakas ng kaluluwa, tunay na ang Relihiyon din ang kalasag na nagsasanggalang sa lipunan. Iyon ay dahil sa ang buhay pantao ay hindi mananatili kundi sa pamamagitan ng pakikipagtulungan sa pagitan ng mga kaanib nito, at hindi malulubos ang pagtutulungan na ito kung hindi sa pamamagitan ng isang sistema na nagsasaayos sa mga ugnayan nila, nag-tatakda ng mga tungkulin nila at nagagarantiya sa mga karapatan nila.

Ang sistema na ito ay hindi makaiiwas sa pangangailangan sa awtoridad na sumasaway, sumusugpo at pumipigil sa tao sa paglabag dito, nagpapanais sa tao sa pangangalaga rito, gumagarantiya sa pagpipitagan dito ng mga tao at pumipigil sa paglabag sa mga ipinag-babawal nito.

Kaya ano ang awtoridad na ito? Masasabi ko na walang lakas sa balat ng lupa na maka-tutumbas sa lakas ng pagrerelihiyon o makalalapit doon sa paggagarantiya ng paggalang sa kaayusan at pagtitiyak sa pagbubukluran ng lipunan, katatagan ng sistema nito, at pag-kakatugma ng mga kaparaanan ng kaginhawahan at katiwasayan dito.

Ang lihim doon ay na ang tao ay natatangi sa lahat ng nilikhang buhay dahil ang mga pagkilos niya at ang mga gawi niya na kusang-loob ay binabalikat ang pag-akay sa mga ito ng isang bagay na hindi natatalos ng pandinig ni paningin. Ito ay isang paniniwalang pampananampalataya lamang na nagdidisiplina sa kaluluwa at nagdadalisay sa mga bahagi ng katawan. Samakatuwid ang tao ay inaakay magpakailanman ng isang paniniwalang tumpak o tiwali. Kapag naging matuwid ang pinaniniwalaan niya ay magiging matuwid sa kanya ang bawat bagay. Kapag naging tiwali ito ay magiging tiwala ang bawat bagay.

---

[101] Tingnan ang *al-Fawá id* (Ang mga Pakinabang), pahina 18, 19.

**Ang Pinaniniwalaan at ang Pananampalataya ay ang Pansariling Bantay sa Tao at ang mga ito — gaya ng napapansin sa kalahatan ng mga tao — ay nasa dalawang uri:**

- Pananampalataya sa pagkamahalaga ng kabutihan, sa dangal ng tao at iba pang mga dalisay na katangian na ikahihiya ng mga mataas na kaluluwa ang pagsalungat sa mga udyok nito kahit pa alisan ang mga ito ng mga pananagutang panlabas at mga materyal na ganti.
- Pananampalataya kay Allah, na Siya ay Bantay sa mga lihim. Nalalaman Niya ang lihim at ang higit na lingid. Hinahango ng Sharí'ah ang awtoridad nito mula sa iniutos Niya at sinaway Niya. Nagliliyab ang mga damdamin sa pagkahiya kay Allah bunsod ng pag-ibig sa Kanya o pagkatakot sa Kanya o magkasabay. Walang pag-aalinlangan na ang uri na ito ng pananampalataya ay higit na malakas sa dalawang uri bilang awtoridad sa kaluluwang tao. Ito ay higit na matindi sa dalawa sa pagkalaban sa mga buhawi ng pithaya at mga pagpapabagu-bago ng mga emosyon, at higit na mabilis sa dalawa sa panunuot sa mga puso ng karaniwang tao at piling tao.

Alang-alang doon, ang relihiyon ay pinakamainam na tagapagtiyak sa pananatili ng pakikitungo sa pagitan ng mga tao ayon sa mga panuntunan ng katarungan at kawalang-pagkiling. Dahil doon ito ay isang pangangailangang panlipunan. Kaya naman walang pagtataka kung lumagay ang relihiyon kaugnay sa kalipunan nito sa kinalalagyan ng puso kaugnay sa katawan.[102]

Kung ang relihiyon sa kabubuan ay nasa ganitong kalagayan, ang nasasaksihan naman sa ngayon ay ang pagkarami-raming relihiyon at kulto sa daigdig na ito. Matatagpuan mo ang bawat kalipunan na masaya sa taglay nilang relihiyon at nangangapit dito. Kaya ano naman ang tumpak na relihiyon na magsasakatuparan sa kaluluwang tao ng hinahangad nito? Ano ang mga pamantayan sa tumpak na relihiyon?

---

[102] Tingnan ang *ad-Dín* (Ang Relihiyon), akda ni Muhammad 'Abdulláh Darraz, pahina 98, 102.

## Ang mga Pamantayan sa Tumpak na Relihiyon?

Ang bawat kaanib ng isang kapaniwalaan ay naniniwala na ang kapaniwalaan niya ay ang totoo. Ang lahat ng tagasunod ng isang relihiyon ay naniniwala na ang relihiyon nila ang pinakaideyal na relihiyon at ang pinakatuwid na pamamaraan.

Kapag tinanong mo ang mga tagasunod ng mga relihiyong binaluktot o ang mga taga-sunod ng mga kapaniwalaang gawang-tao tungkol sa patunay sa paniniwala nila ay manga-ngatwiran sila na sila ay nakasumpong sa mga ninuno nila sa gayong daan kaya naman sila ay mga sumusunod sa mga bakas ng mga iyon.

Pagkatapos ay babanggit sila ng mga kuwento at mga ulat na hindi tumpak ang paraan ng pagpaparating ng mga ito at hindi naligtas ang teksto ng mga ito sa mga kapansanan at mga butas. Umaasa sila sa mga aklat na minana-mana, na hindi nalalaman kung sino ang nagsabi ng mga ito o nagsulat ng mga ito, ni kung sa aling wika unang sinulat ang mga ito, ni sa aling bayan unang natagpuan ang mga ito. Ang mga ito ay mga pinaghalo-halo na tinipon, dinakila at minana-mana ng mga salinlahi nang walang makaagham na pagsisiya-sat na nagtutumpak sa pamamaraan ng pagpaparating at nagsisiyasat sa teksto.

Ang mga aklat na di-alam ang pinagmulan, ang mga sanaysay at ang mga bulag na kau-galian na ito ay hindi naaangkop bilang katwiran sa larangan ng mga relihiyon at mga kapaniwalaan. Kaya ang lahat ba ng mga relihiyong binaluktot at mga kapaniwalaang gawang-tao na ito ay tumpak o kabulaanan?

Imposible na ang lahat ay nasa katotohanan dahil sa ang katotohanan ay nag-iisa hindi dumarami. Imposible na ang lahat ng relihiyong binaluktot at kapaniwalaang gawang-tao ay buhat kay Allah at na ang mga ito ay totoo. Kapag dumami ang mga ito, samantalang ang katotohanan ay nag-iisa, ay nasaan na ang katotohanan?

Samakatuwid, hindi maiiwasan na mayroong mga pamantayan na makikilala natin sa pamamagitan ng mga ito ang totoong

relihiyon sa huwad na relihiyon. Kapag natagpuan natin na ang mga pamantayan na ito ay natupad sa isang relihiyon, malalaman natin na iyon ang totoo. Kapag nalabag sa isang relihiyon ang mga pamantayan na ito o ang isa sa mga ito, malalaman natin na iyon ay huwad.

**Ang mga pamantayan na nakikilala sa pamamagitan ng mga ito ang kaibahan sa pagitan ng totoong relihiyon at ng huwad na relihiyon ay ang mga ito:**

A. Na ang relihiyon ay buhat kay Allah. Ibinaba Niya ito sa isa sa mga sugo Niya sa pama-magitan ng isa sa mga anghel upang iparating nito sa mga lingkod Niya dahil ang totoong Relihiyon ay ang Relihiyon mula kay Allah. Si Allah ang magpapanagot, magtutuos at gagantimpala sa mga nilikha sa araw ng pagkabuhay ayon sa relihiyon na ibinaba Niya sa kanila. Nagsabi si Allah: **Tunay na Kami ay nagsiwalat sa iyo gaya ng pagsiwalat Namin kay Noe at sa mga propeta noong wala na siya. Nagsiwalat Kami kay Abraham, kay Ismael, kay Isaac, kay Jacob, sa mga lipi, kay Jesus, kay Job, kay Jonas, kay Aaron at kay Solomon. Binigyan Namin si David ng Zabúr.**[103] Sinabi pa Niya: **Hindi Kami nagsugo noong wala ka pa ng anumang sugo malibang nagsisi-walat Kami sa kanya na walang Diyos kundi Ako kaya sambahin ninyo Ako.**[104] Batay doon, ang alinmang relihiyon na inihahatid ng anumang tao at ikinapit ito sa sarili niya hindi kay Allah, ito ay relihiyong huwad walang pasubali.

B. Na nag-aanyaya ito sa pagbubukod-tangi sa Diyos sa pagsamba, sa pagbabawal sa Shirk,[105] sa pagbabawal sa mga kaparaanan na

[103] Qur’an 4:163.
[104] Qur’an 21:25.
[105] Ang Shirk ay ang paniniwala na ang tunay na Diyos, na tinatawag sa wikang Arabe na Allah, ay may katambal o kasama sa pagkadiyos, pagkapanginoon, mga pangalan at mga katangian, at anumang nauukol lamang sa Kanya. Samakatuwid ang Mushrik ay ang naniniwala sa higit sa isang diyos o higit sa isang panginoon, o naniniwalang ang Diyos o ang

humahantong sa Shirk dahil ang pag-anyaya sa Tawhíd ay ang batayan ng paanyaya ng lahat ng propeta at isinugo. Ayon sa sinabi Niya, ang bawat propeta ay nagsabi sa mga tao nito: **sambahin ninyo si Allah; wala na kayong Diyos na iba pa sa Kanya.**[106] Tunay na ang alinmang relihiyon na naglalaman ng Shirk at nagtatambal kay Allah ng iba pa sa Kanya na isang propeta o isang anghel o isang tinangkilik na tao, ito ay isang huwad na relihiyon kahit pa man nakaugnay ang mga kasapi nito sa isa sa mga propeta.

C. Na ito ay sumasang-ayon sa mga saligan na nag-aanyaya ayon sa mga ito ang mga sugo gaya ng pagsamba kay Allah lamang; pag-anyaya tungo sa landasin Niya; pagbabawal sa Shirk, sa paglapastangan sa mga magulang, sa pagpatay ng tao nang walang katwiran; at pagbabawal sa mga kahalayan: ang anumang nakahayag mula sa mga ito at ang ano mang nakakubli. Nagsabi si Allah: **Hindi Kami nagsugo noong wala ka pa ng anumang sugo malibang nagsisiwalat Kami sa kanya na walang Diyos kundi Ako kaya sambahin ninyo Ako.**[107] Nagsabi pa Siya: **Sabihin mo: "Halikayo, bibigkasin ko ang ipinagbawal ng Panginoon ninyo sa inyo: na huwag kayong magtambal sa Kanya ng anuman, sa mga magulang ay magmagandang-loob, huwag ninyong patayin ang mga anak ninyo dahil sa kahirapan: Kami ay nagtutustos sa inyo at sa kanila, huwag kayong lumapit sa mga kahalayan: ang anumang nakahayag mula sa mga ito at ang anumang nakakubli, at huwag kayong**

---

pagkadiyos ay may higit sa isang persona o isang pamilya, o naniniwalang ang pagkadiyos ay matatamo ng tao o anuman, o naniniwalang ang iba pa sa tunay na Diyos ay panginoon din o maaaring maging panginoon, o naniniwalang mayroong iba pa sa Diyos ang nagtataglay ng mga pangalan at katangiang taglay lamang ng Diyos. Ang naniniwala sa Shirk o sa isang bahagi ng Shirk ay tinatawag na Mushrik. Ang Tagapagsalin.

[106] Qur'an 7:73.

[107] Qur'an 21:25.

**kumitil ng buhay na ipinag-bawal ni Allah malibang ayon sa katotohanan." Iyan ay itinagubilin Niya sa inyo nang harinawa kayo ay umunawa.**[108] Sinabi pa Niya: **Magtanong ka sa *mga kalipunan ng* isinugo Namin na mga sugo Namin noong wala ka pa kung gumawa ba Kami bukod pa sa *Panginoong* Napakamaawain ng mga diyos na sasambahin?**[109]

D. Na hindi nagkokontrahan at nagkakasalungatan ang isang bahagi nito sa iba pang bahagi. Samakatuwid hindi ito mag-uutos ng isang utos at pagkatapos sasalungatin naman ng iba pang utos. Hindi ito magbabawal ng isang bagay pagkatapos ay magpapahintulot ng isang nakatutulad nito nang walang sanhi. Hindi ito magbabawal ng isang bagay o mag-papahintulot niyon sa ibang pangkat at ipagbabawal naman sa ibang pangkat. Nagsabi si Allah: **Kaya hindi ba nila pinagninilay-nilayan ang Qur'an? Kung sakaling ito ay buhat sa iba pa kay Allah ay talagang nakasumpong na sana sila rito ng maraming salungatan.**[110]

E. Na naglalaman ang relihiyon ng katuruang nangangalaga sa mga tao sa (A) relihiyon nila, (B) mga dangal nila, (C) mga ari-arian nila, (D) mga buhay nila at (E) mga supling nila sa pamamagitan ng isinasabatas na mga pag-uutos, mga pagsaway, mga pagsawata at mga kaasalan na nangangalaga sa limang kabuuan na ito.

F. Na ang relihiyon ay awa para sa mga nilikha laban sa paglabag sa katarungan sa mga sarili nila at sa paglabag sa katarungan ng isa't isa sa kanila, walang pagkakaiba kung ang paglabag sa katarungan na ito ay sa pamamagitan ng paglabag sa mga karapatan, o sa pamamagitan ng pangangamkam ng mga yaman, o sa pamamagitan ng panlilinlang ng mga malaki sa mga maliit. Nagsabi si Allah habang nagbabalita tungkol sa awa na

[108] Qur'an 6:151.
[109] Qur'an 43:45.
[110] Qur'an 4:82.

nilalaman sa Torah na ibinaba kay Moises (AS): **Noong humupa na kay Moises ang galit ay kinuha niya ang mga tablero. Sa nakatitik sa mga ito ay may patnubay at awa para sa mga nasisindak sa Panginoon nila.**[111] Nagsabi pa Siya habang nagbabalita sa pagsusugo kay Moises (AS): **upang gawin Namin siya na isang tanda para sa mga tao at isang awa mula sa Amin.**[112] Nagsabi naman Siya tungkol kay Propeta Sálih (AS): **Nagsabi siya: "O mga tao ko, nakita ba ninyo kung ako ay nasa isang malinaw na patunay mula sa Panginoon ko at binigyan Niya ako mula sa Kanya ng isang awa**[113] Nagsabi naman Siya tungkol sa Qur'an: **Nagpapababa Kami ng bahagi ng Qur'an na siyang isang pagpapagaling at isang awa para sa mga mananampalataya,**[114]

G. Na naglalaman ito ng patnubay tungo sa isinabatas ni Allah, paggabay sa tao sa nais ni Allah sa kanya at pagpapabatid sa kanya kung mula saan siya nanggaling at saan ang kahahantungan. Nagsabi si Allah habang nagbabalita tungkol sa Torah: **Tunay na Kami ay nagbaba ng Torah, na sa loob nito noon ay may patnubay at liwanag,**[115] Nagsabi naman Siya tungkol sa Ebanghelyo: **at ibinigay Namin sa kanya ang Ebanghelyo na sa loob nito noon ay may patnubay at liwanag,**[116] Nagsabi naman Siya hinggil sa Marangal na Qur'an: **Siya ang nagsugo sa Sugo Niya dala ang Patnubay at ang Relihiyon ng Katotohanan**[117] Ang totoong Relihiyon ay ang naglalaman ng patnubay tungo sa isina-batas ni Allah at nagsasakatuparan para sa tao ng katiwasayan at kapanatagan, kung saan itinutulak nito palayo sa kanya ang bawat bulong ng

---

[111] Qur'an 7:154.
[112] Qur'an 19:21.
[113] Qur'an 11:63.
[114] Qur'an 17:82.
[115] Qur'an 5:44.
[116] Qur'an 5:46.
[117] Qur'an 9:33.

Demonyo, tinutugon nito ang bawat katanungan at nililinaw ang bawat suliranin.

H. Na nag-aanyaya ito tungo sa mga marangal sa mga kaasalan at mga gawain gaya ng katapatan, katarungan, pagkamapagkakatiwalaan, pagkahiya, kabinihan[118] at pagkama-pagbigay; sumasaway sa masagwa sa mga ito gaya ng kalapastanganan sa mga magulang, at pagpatay ng tao; at pagbabawal sa mga gawang mahalay, pagsisinungaling, kawalang-katarungan, paglabag, karamutan at kasamaang-loob.

I. Na nagsasakatuparan ito sa kaligayahan para sa sinumang sumampalataya rito. Nagsabi si Allah: **Tá. Há. Hindi Namin ibinaba sa iyo ang Qur'an upang mahapis ka.**[119] ay sumasang-ayon sa normal na kalikasan ng pagkalalang: ***Mamalagi sa*** **kalikasan ng pagkalalang ni Allah na nilalang Niya ang mga tao ayon doon.**[120] at kasang-ayon sa matinong isip dahil ang tumpak na Relihiyon ay isinabatas ni Allah at ang matinong isip naman ay nilikha ni Allah. Imposible na magsalungatan ang isinabatas ni Allah at ang nilikha Niya.

J. Na nagtuturo ng katotohanan, nagbababala laban sa kabulaanan, umaakay tungo sa patnubay, nagpapalayo ng loob sa pagkaligaw, at nag-aanyaya sa mga tao tungo sa tuwid na landasin na walang kalikuan ni kabaluktutan. Nagsabi si Allah habang nagbabalita tungkol sa mga jinní na noong narinig nila ang Qur'an ay nagsabi ang ilan sa kanila sa iba: **Nagsabi sila: "O mga kapwa namin, tunay na nakapakinig kami sa isang Aklat na ibinaba noong wala na si Moises, na nagpapatotoo sa nauna rito, nagpapatnubay tungo sa katotohanan at tungo sa tuwid na landas.**[121] Samakatuwid hindi ito nag-aanyaya tungo sa ikahahapis nila. Nagsabi si Allah: **T̲á. Há.**

---

[118] Ang kabinihan na tinutukoy rito ay ang paglayo sa pangangalunya at ito ay hindi lamang ukol babae kundi sa lalaki rin.
[119] Qur'an 20:1-2.
[120] Qur'an 30:30.
[121] Qur'an 46:30.

**Hindi Namin ibinaba sa iyo ang Qur'an upang mahapis ka.**[122] Hindi ito nag-uutos ng ikapapahamak nila. Nagsabi si Allah: **Huwag ninyong patayin ang mga sarili ninyo; tunay na si Allah sa inyo ay laging Maawain.**[123] Hindi ito nagtatangi sa mga tagasunod nito dahilan sa lahi o kulay o lipi. Nagsabi si Allah: **O mga tao, tunay na Kami ay lumikha sa inyo mula sa isang lalaki at isang babae at gumawa sa inyo na mga bansa at mga lipi upang magkakilalahan kayo. Tunay na ang pinakamarangal sa inyo para kay Allah ay ang pinakamapangilag sa inyo sa pagkakasala. Tunay na si Allah ay Maalam, Nakababatid.**[124] Kaya naman ang sukatan na isinasaalang-alang para sa pagkakalamangan ayon sa totoong Relihiyon ay ang pangingilag sa pagkakasala kay Allah.

Matapos na ilahad ko ang mga pamantayan na nagpapakita sa kaibahan sa pagitan ng totoong Relihiyon at huwad na relihiyon—at pinatotohanan ko iyon ng nasaad sa Marangal na Qur'an na nagpapahiwatig na ang mga pamantayan na ito ay pangkalahatan para sa lahat ng tapat na sugo na isinugo buhat kay Allah—ay nababagay naman na talakayin natin ang mga pangkat ng mga relihiyon.

## Ang mga Pangkat ng mga Relihiyon

**Nahahati ang Sangkatauhan ayon sa mga relihiyon nila sa dalawang pangkat:**

May isang pangkat na may kasulatan na ibinaba buhat kay Allah, gaya ng mga Hudyo, mga Kristiyano at mga Muslim. Ang mga Hudyo at ang mga Kristiyano dahilan sa hindi nila paggawa ng ayon sa nasaad sa mga kasulatan nila, dahilan sa paggawa nila sa mga tao bilang mga panginoon bukod pa kay Allah at dahilan sa

---

[122] Qur'an 20:1-2.
[123] Qur'an 4:29.
[124] Qur'an 49:13.

pagtagal ng panahon ay nawalan ng mga kasulatan nila na ibinaba ni Allah sa mga propeta nila.

Kaya naman sumulat para sa kanila ang mga pantas nila ng mga kasulatan na iginiit nila na buhat daw kay Allah gayong ang mga ito ay hindi naman buhat kay Allah. Ang mga ito ay bunga lamang ng pamamlahiyo[125] ng mga bulaan at pamamaluktot ng mga nagpapakalabis.

Tungkol naman sa Aklat ng mga Muslim, ang Marangal na Qur'an, ito ang kahuli-hulihan sa mga makadiyos na kasulatan sa panahon ng paghahayag at ang pinakamatatag sa mga ito sa pagiging tipan. Gumarantiya si Allah sa pangangalaga nito at hindi Niya ipinagkati-wala iyon sa mga tao. Nagsabi Siya: **Tunay na Kami ay nagpababa sa Paalaala, at tunay na Kami rito ay talagang mag-iingat.**[126]

Ito ay napangalagaan sa pamamagitan ng mga pagkakasaulo at mga pagkakasulat dahil sa ito ang Huling Aklat na ginarantiyahan ni Allah ang pagpatnubay sa Sangkatauhang ito. Ginawa Niya ito na isang katwiran sa kanila hanggang sa pagdating ng Huling Sandali. Itinakda Niya para rito ang pananatili. Naghanda Siya para rito sa lahat ng panahon ng mga mangangalaga sa mga itinakda nito at mga titik nito, mga magsasagawa sa Batas nito, at mga sasampalataya rito. Darating ang karagdagang detalye tungkol sa dakilang Aklat na ito sa isang susunod na bahagi.[127]

May isang pangkat na walang kasulatan na ibinaba buhat kay Allah bagamat mayroon silang kasulatan na minana-mana na ikinapit sa tagapagtatag ng relihiyon nila gaya ng mga Hindu, mga Mago,[128] mga Budhista, mga Confucianista at gaya ng mga Arabe bago ang pagsusugo kay Muhammad (SAS).

---

[125] Pagkuha at paggamit na parang sariling pag-aari ang mga ideya, ang mga isinulat ng ibang tao, at iba pa. Ang Tagapagsalin.

[126] Qur'an 15:9.

[127] Tingnan ang pahina A-B, C-D ng aklat na ito.

[128] Mago ang isa pang tawag sa isang Mazdaista na kaanib ng relihiyong Mazdaismo. Ang Mazdaismo ay isang anyo ng Zoroasterianismo, ang relihiyong itinatag ni Zoroaster o Zarathustra na Persiano. Ang

Walang anumang kalipunan malibang mayroon itong kaalaman at gawain alinsunod sa ikapananatili ng mga kapakanan ng pangmundong buhay nila. Ito ay kabilang sa patnubay na pangkalahatan na inilagay ni Allah sa bawat tao — bagkus sa bawat hayop din. Kung papaanong pinatnubayan Niya ang hayop sa pagtamo ng pakikinabangan nito na pagkain at inumin at sa pagtulak sa nakapipinsala rito, lumikha nga si Allah sa hayop ng pagkaibig sa isang bagay at pagkamuhi sa isang bagay.

Nagsabi si Allah: **Luwalhatiin mo ang pangalan ng Panginoon mo, ang Pinakamataas, na lumikha saka bumuo, na nagtakda saka nagpatnubay,**[129] Nagsabi naman Siya tungkol sa sinabi ni Moises (AS) kay Paraon: **"Ang Panginoon namin ay ang nagbigay sa bawat bagay ng anyo nito. Pagkatapos ay nagpatnubay Siya."** Nagsabi naman Siya tungkol sa sinabi ni Abraham (AS): **na lumikha sa akin, at Siya ay nagpapatnubay sa akin,**[130]

Alam ng bawat nakauunawa, na may napakaliit na pagmamasid at pagmumuni, na ang mga kaanib ng mga kapaniwalaan ay higit na lubos sa mga kaalamang napakikinabangan at mga gawaing matuwid kaysa sa hindi kabilang sa mga kaanib ng mga kapaniwalaan.

Walang anumang mabuti na matatagpuan sa mga hindi Muslim na mga kaanib ng mga ibang kapaniwalaan malibang taglay ng mga Muslim ang higit na lubos kaysa roon. Taglay ng mga kaanib ng mga relihiyon ang hindi matatagpuan sa mga iba. Iyan ay dahil sa ang mga kaalaman at ang mga gawain ay dalawang uri:

---

relihiyong ito ay naniniwala sa dalawang diyos na magkatunggali: ang diyos ng kabutihan at ang diyos ng kasamaan. Napakalaki ang pagpapahalagang idinudulot ng mga kaanib nito sa apoy anupat ang pagpapahalaga nila sa apoy ay nauwi na sa pagsamba nila sa apoy. Ang Tagapagsalin.

[129] Qur'an 87:1-3.

[130] Qur'an 26:78. Tingnan ang *al-Jawáb as-Sahíh Fí Man Baddala Dín al-Masíh* (Ang Tumpak na Sagot sa Sinumang Nagpalit sa Relihiyon ni Kristo), tomo 4, pahina 98.

1. Ang natatamo sa pamamagitan ng isip gaya ng Aritmetika, Medisina at Industriya. Ang mga bagay na ito ay taglay ng mga kaanib ng mga kapaniwalaan kung paanong ang mga ito ay taglay ng mga hindi kaanib. Bagkus ang mga kaanib ay higit na lubos kaysa sa mga hindi kaanib. Tungkol naman sa hindi malalaman sa pamamagitan ng lantay isip gaya ng mga kaalamang pandiyos at mga kaalamang panrelihiyon, ang mga ito ay natatangi sa mga kaanib ng mga relihiyon. Mayroon sa mga kaalamang ito na maaaring bigyan ng mga patunay na pangkaisipan. Ang mga sugo ay nagpatnubay at gumabay sa mga tao sa pag-papatunay ng mga isip sapagkat ang mga kaalamang ito ay isiniwalat at pinag-isipan.
2. Ang hindi malalaman kung hindi sa pamamagitan ng pagpapabatid ng mga sugo. Walang paraan sa pagtamo nito sa pamamagitan ng mga isip gaya ng kabatiran tungkol kay Allah, mga pangalan Niya at mga katangian Niya, tungkol sa Kabilang-buhay: ang lugod para sa sinumang tumalima sa Kanya at pagdurusa para sa sinumang sumuway sa Kanya, tungkol sa paglilinaw sa isinabatas Niya, tungkol sa kabatiran sa mga naunang propeta kasama ng mga kalipunan nila, at iba pa.[131]

## Ang Kalagayan ng mga Relihiyong Umiiral

Ang mga pinakamalaking relihiyon, ang mga sinaunang kasulatan ng mga ito, at ang matandang batas ng mga ito ay naging biktima ng mga naglilimayon at mga naglalaro, naging laruan ng mga nambabaluktot at mga ipokrito, at nalantad sa mga madugong pang-yayari at mga malaking kasawian hanggang sa nawala ang diwa at ang anyo ng mga ito. Kaya kung sakaling bubuhayin ang mga unang kaanib ng mga ito at ang mga

---

[131] Tingnan ang *Majmú‘ al-Fatáwá Shaykh al-Islám Ibnu Taymíyah* (Katipunan ng mga Fatwá ng Guro ng Islam na si Ibnu Taymíyah), tomo 4, pahina 210-211.

isinugong propeta ng mga ito ay talagang tatanggihan nila ang mga ito at ipagwawalang-bahala.

Ang Judaismo[132] sa ngayon ay naging isang kumpol ng mga rituwal at mga tradisyon na walang kaluluwa at walang buhay. Ito, kung isasaisang-tabi ang nabanggit na iyon, ay isang pang-angkang relihiyon na nakalaan sa isang pangkat ng mga tao at isang takdang lahi at walang dinadalang mensahe para sa mundo ni paanyaya para sa mga bansa ni awa para sa Sangkatauhan.

Nasalanta ang relihiyong ito sa orihinal na pinaniniwalaan nito na may natatanging tatak noon sa gitna ng mga relihiyon at mga bansa. Nasa orihinal na kapaniwalaan nito ang lihim ng karangalan nito. Iyon ay ang paniniwala sa pagkaiisa ng Diyos na itinagubilin ni Abraham sa mga anak niya at kay Jacob, sumakanila ang pagbati. Ngunit nanghiram ng mga Hudyo ng marami sa mga tiwaling pinaniniwalaan ng mga kalipunan na naging kapit-bahay nila o bumagsak sa ilalim ng dominasyon nila, at ng marami sa mga kaugalian at mga tradisyon ng mga ito na pagano at pangkamangmangan.

Kinilala nga iyon ng mga makatarungang mananalaysay ng mga Hudyo. Nasaad nga sa Jewish Encyclopedia: "Ang pagkamuhi at ang galit ng mga propeta sa pagsamba sa mga diyus-diyusan ay nagpapakita na ang pagsamba sa mga diyus-diyusan at mga diyos ay nanuot na sa mga kaluluwa ng mga Israelita. Tumanggap sila ng mga paniniwalang pang-idolatriya at pangmitolohiya. Ang Talmud din ay sumasaksi na ang paganismo ay may natatanging pang-akit sa mga Hudyo."[133]

---

[132] Para sa karagdagang pagpapalawak, tingnan ang *Iqhám al-Yahúd* (Pagsangkot ng mga Hudyo), akda ni Assamú'al ibnu Yahyá al-Maghribí, na isang dating Hudyo na yumakap sa Islam.

[133] *Jewish Encyclopedia*, volume xii, p. 7, xii p. 568-569.

Ang Talmud[134] ng Babilonia — na nagmamalabis ang mga Hudyo sa pagpapakabanal dito, na maaaring minamabuti nila higit sa Torah at laganap noon sa mga Hudyo noong ikaanim na siglong Kristiyano, at nag-umapaw sa mga pambihirang halimbawa ng kahinaan ng isip, kabalbalan, kapangahasan laban kay Allah, pang-uulol sa mga katotohanan, at paglalaro sa relihiyon at katwiran — ay nagpapatunay sa naabot ng lipunang Hudyo noong siglong iyon na pagbabang pangkaisipan at katiwalian ng pandamang panrelihiyon.[135]

Tungkol naman sa Kristiyanismo, pinagdusa ito ng mga pambabaluktot ng mga nag-mamalabis, pagpapakahulugan ng mga mangmang at paganismo ng mga Romanong nag-Kristiyano magmula sa unang panahon nito. Lahat ng iyon ay naging isang bunton na nalibing sa ilalim nito ang mga dakilang katuruan ni Kristo at naikubli ang liwanag ng Monoteismo at ang kawagasan ng pagsamba sa Diyos sa likod ng mga makapal na ulap.

Isinasalaysay ng isang Kristiyano ang saklaw ng panunuot ng pinaniniwalaang Trinidad sa lipunang Kristiyano magmula noong katapusan ng ikaapat na siglong Kristiyano. Sinasabi Niya: "Nunuot ang paniniwala na ang nag-iisang Diyos ay binubuo ng tatlong persona sa kaloob-looban ng buhay ng mundong Kristiyano at sa mga kaisipan nito magmula noong huling ikaapat na bahagi ng ikaapat na siglo. Nanatili ito na opisyal na batayang pinanini-walaan sa lahat ng dako ng mundong Kristiyano. Hindi natigil ang

---

[134] Ang salitang Talmud ay nangangahulugan ng aklat ng katuruan ng relihiyon at mga kaasalan ng mga Hudyo. Ito ay isang katipunan ng mga talababa at mga paliwanag ng aklat na Mishna na siyang Batas ng mga iskolar na Hudyo sa iba't ibang panahon.

[135] Basahin para sa detalye ang *al-Yahúd 'Alá Hasab at-Talmúd* (Ang mga Hudyo Alinsunod sa Talmud) ni Doktor Rohling, at ang salin nito na Arabe mula sa Pranses na *al-Kanz al-Marsúd fí Qawá'id at-Talmúd* (Ang Nakatalagang Kayamanan sa mga Batas ng Talmud) ni Doktor Yúsuf Hanná Nasrulláh.

pag-unlad ng pinanini-walaang Trinidad at misteryo nito kundi pa noong ikalawang kalahati ng ika-19 na siglong Kristiyano."[136]

Isinasalaysay naman ng isang kontemporaryong Kristiyanong mananalaysay sa aklat na *History of Christianity in the Light of Modern Knowledge* ang tungkol sa paglitaw ng paga-nismo sa lipunang Kristiyano sa iba't ibang pagkakalitaw at sari-saring kulay. Nagpaka-husay ang mga Kristiyano sa panghihiram ng paganong mga rituwal, mga kaugalian, mga pagdiriwang at mga bayani mula sa mga kalipunan at mga relihiyon na matanda na sa idolatriya sa bisa ng panggagaya o paghanga o kamangmangan. Sinasabi niya:

"Nagwakas na ang Paganismo, subalit hindi ito nakatagpo ng ganap na pagkalipol. Bagkus ito ay nanuot sa mga kaluluwa at nagpatuloy ang lahat ng bagay rito sa ngalan ng Kristi-yanismo at sa likod ng tabing nito. Ang mga nagwaksi sa mga diyos nila at mga bayani nila at nag-iwan sa mga ito ay kumuha naman ng isang martir sa mga martir nila at tinagurian ito ng mga paglalarawan ng mga diyos. Pagkatapos ay ginawan ito ng rebulto."

"Ganito nalipat itong idolatriya at pagsamba sa mga diyus-diyusan sa mga lokal na martir na ito. Hindi nagwakas ang siglo na iyon hanggang sa lumaganap sa kanila ang pagsamba sa mga martir at mga banal. Nakabuo ng bagong pinaniniwalaan: na ang mga banal ay nagtataglay ng mga katangian ng pagkadiyos. Ang mga banal at ang mga santo na ito ay naging mga nilikhang tulay sa pagitan ng Diyos at tao. Pinalitan ang mga pangalan ng mga paganong pagdiriwang ng mga bagong pangalan, hanggang sa binago noong taong 400 ang matandang pagdiriwang ng kapanganakan ng araw upang maging pagdiriwang ng kapanga-nakan ni Kristo."[137]

---

[136] Buod ng nasaad sa *New Catholic Encyclopaedia* sa paksa ng Banal na Trinidad, tomo 14, pahina 295.

[137] Rev. James Houston Baxter, *History of Christianity in the Light of Modern Knowledge*, Glasgow, 1929, pahina 407.

Tungkol naman sa mga Mazdaista,[138] nakilala sila mula noong matandang panahon sa pagsamba sa mga elemento ng kalikasan, na ang pinakadakila sa mga ito ay ang apoy. Nanatili sila sa pagsamba rito sa bandang huli. Nagpapatayo sila para rito ng mga templo at mga sambahan. Lumaganap ang mga bahay ng apoy sa kahabaan at kaluwangan ng bayan at nalipol ang lahat ng pinaniniwalaan at relihiyon maliban sa pagsamba sa apoy at pagpapakabanal sa araw. Ang relihiyon sa ganang kanila ay naging mga rituwal at mga tradisyon na isinasagawa sa mga takdang pook.[139]

Inilalarawan ng Danes na may-akda ng *Iran in the Age of the Sassanids* na si Arthur Christiansen ang uring mga pangulo ng relihiyon at ang mga gawain nila. Sinasabi niya:

"Isang tungkulin sa mga kawani na ito na sumamba sa araw nang apat na ulit isang araw, idinadagdag pa roon ang pagsamba sa buwan, apoy at tubig. Sila ay mga naaatasang huwag nilang hayaan ang apoy na maapula, na huwag masaling ng apoy at tubig ang isa't isa, at na huwag nilang hayaan ang metal na kalawangin dahil ang mga metal sa ganang kanila ay binanal.[140]

Naniwala sila Duwalismo[141] sa lahat ng panahon. Iyan ay naging natatanging tatak nila. Sumasampalataya siya sa dalawang diyos: ang isa ay ang liwanag o ang diyos ng kabutihan at tinatawag nila na Ahura Mazda o Yazdan, at ang ikalawa ay ang kadiliman o ang diyos ng kasamaan na si Angra Mainyu. Ang tunggalian sa

---

[138] Tingnan ang talababa bilang 34. Ang Tagapagsalin.

[139] Basahin ang aklat na *Iran in the Age of the Sassanids* ni Propesor Arthur Christiansen, Propesor ng mga Silanganing Wika sa Pamantasan ng Copenhagen sa Denmark at dalubhasa sa kasaysay ng Iran; at ang *History of Iran*, akda ng Zoroasteriano na si Shaheen Macarius.

[140] *Iran in the Age of the Sassanids*, Arthur Christiansen, pahina 155.

[141] Pilosopiya or relihiyon na naniwalang may dalawang kapangyarihang umiiral sa sansinukob: ang mabuti at ang masama, o ang liwanag at ang kadiliman. Ang Zoroasterianismo at ang Manichaenismo ay mga relihiyong nakabatay sa paniniwalang ito. Ang Tagapagsalin.

pagitan nilang dalawa ay umiiral pa at ang digmaan ay patuloy pa.[142]

Tungkol naman sa Budhismo — ang relihiyon na laganap sa India noon at sa Gitnang Asia — ito ay isang paganong relihiyon na nagdadala kasama nito ng mga diyus-diyusan saan man tumahak ito, nagpapatayo ng mga templo, at nagpapatindig ng mga estatuwa ni Budha saanman tumigil at tumuloy ito.[143]

Tungkol naman sa Hinduismo, ang relihiyon ng India, napabantog ito sa dami ng mga sinasamba at mga diyos. Naabot ng Paganismo [na ito] ang tugatog nito noong ikaanim na siglong Kristiyano yamang umabot ang bilang ng mga diyos noong siglong iyon sa 330 milyon.[144] Ang bawat bagay na kahanga-hanga, ang bawat bagay na kamangha-mangha at ang bawat bagay na kapaki-pakinabang ay naging diyos na sinasamba. Umangat ang indus-triya ng paglilok ng mga estatuwa sa panahong iyon at nagpakahusay rito ang mga mahusay.

Nagsasabi ang Hindu na si C. V. Vidya sa aklat niya na *History of Medieval India* habang tinatalakay niya ang tungkol sa panahon ng Haring Hirsh (606-648), ang panahon na sumunod sa paglitaw ng Islam sa Arabia:

"Ang relihiyong Hinduismo at ang relihiyong Budhismo ay paganismo na magkatulad na magkatulad, bagkus marahil ang relihiyong Budhismo ay nakahigit sa relihiyong Hinduismo sa pagkalubog sa paganismo. Ang pagsisimula ng relihiyong ito, ang Budhismo, ay ang pagkakaila sa Diyos, subalit ito ay dahan-dahang gumawa kay Budha na pinakamalaking diyos. Pagkatapos

---

[142] *Iran in the Age of the Sassanids*, *The Zoroastrian Religion: Religion of the Government*, pahina 183-233.

[143] Sumangguni sa aklat na *Ancient India* ni Propesor Aishora Toba, Propesor ng Kasaysayan ng Kabihasnang Indio sa Pamantasan ng Hyderabad at sa aklat na *The Discovery of India* ng may-akda nito na si Jawharlal Nehru, ang dating Punong Ministro ng India, pahina 201-202.

[144] Sumangguni sa aklat na *Ancient India* ni Propesor Aishora Toba, tomo 3, pahina 276; at ang *Prevalent Hinduism* ng may-akda nito na si L.S.S. O'Malley, pahina 6-7.

ay nagdagdag ito roon ng iba pang mga diyos tulad ng mga Bodhisattva.[145] Narating ng Paganismo [na ito] ang tugatog nito sa India hanggang sa ang salitang 'Budha' ay naging kasingkahulugan ng salitang diyus-diyusan o rebulto sa ilan sa mga wikang silanganin."

Isa sa hindi mapagdududahan ay na ang Paganismo ay laganap na sa buong kontempo-raryong Daigdig. Ang buong mundo mula sa Dagat Atlantiko hanggang sa Dagat Pasipiko ay nakalubog sa Paganismo. Para bang ang Kristiyanismo, ang mga relihiyong Semito at ang relihiyong Budhismo ay nag-uunahan sa pagdakila sa mga diyus-diyusan at pagpa-pabanal sa mga ito. Ang mga ito ay parang mga pinupustahang kabayo na tumatakbo sa iisang karerahan.[146]

Nagsasabi naman ang isa pang Hindu sa aklat niya na pinamagatang niyang *Prevalent Hinduism*: "Ang gawain ng paggawa ng mga diyos ay hindi nagwakas dito. Patuloy na may sumasaling mga maliit na diyos sa magkakaibang mga yugtong pangkasaysayan sa 'konsehong pandiyos' na ito sa malaking bilang hanggang sa mayroon sa mga ito na naging isang tambak na humigit sa takda at bilang."[147]

Ito ang lagay ng mga relihiyon. Tungkol naman sa mga sibilisadong bayan na nagkaroon ng mga malaking pamahalaan, nilaganapan ng maraming kaalaman at naging sinilangan ng kabihasnan, mga industriya at mga panitikan, ang mga ito ay naging mga bayan na pinapangit ng mga relihiyon at nawala ang orihinalidad ng mga ito at ang lakas ng mga ito.

---

[145] Isang dinidiyos o tao na nagtamo ng kaliwanagan na karapat-dapat sa nirvana ngunit nananatili sa mundo ng tao upang tumulong sa iba. Ang nirvana ayon sa Hinduismo, Budhismo at Jainismo ay ang pagtamo ng kaliwanagan at ang pagkakalaya ng espirituwal na sarili mula sa pagkakaugnay sa mga makamundong bagay, na nagbibigay-wakas sa pagbabalik-balik ng pagsilang at muling pagsilang. Ang Tagapagsalin.

[146] C. V. Vidya, *History of Medieval India*, tomo 1, Poone, 1921.

[147] Tingnan ang *as-Sírah an-Nabawíyah* (ang Talambuhay ng Propeta) ni Abul Hasan an-Nadwí, pahina 19-28.

Nawala ang mga nagtutuwid. Naglaho ang mga nagtuturo. Umangat sa mga bayang ito ang Ateismo. Dumami sa mga ito ang katiwalian. Napalitan sa mga ito ang mga paman-tayan. Hinamak ng tao sa mga ito ang sarili niya. Dahil doon ay dumami ang pagpapati-wakal. Nagkaputul-putol ang mga bigkis na pampamilya. Nalansag ang mga ugnayang panlipunan. Dinagsa ng mga pasyente sa mga bayang ito ang mga klinika ng mga doktor na psychiatrist. Lumitaw sa mga ito ang palengke ng mga manunuba.

Naranasan ng tao sa mga bayang ito ang bawat pampalugod. Sinunod niya ang bawat bagong kulto sa pagnanais ng ikabubusog ng kaluluwa niya, ikaliligaya ng sarili niya at kapanatagan ng puso niya. Ngunit hindi nagtagumpay ang mga pampalugod, ang mga kapaniwalaan at ang mga teoriya na ito sa pagsasakatuparan niyon. Magpapatuloy ang tao sa kahapisang pangkaluluwa at pagdurusang espirituwal na ito malibang maugnay siya sa Panginoon niya at sumamba sa Kanya alinsunod sa pamamaraan Niya na kinasiyahan Niya para sa sarili nito at ipinag-utos Niya sa mga sugo Niya.

Nagsabi si Allah habang naglilinaw sa lagay ng sinumang bumaling palayo sa Panginoon niya at naghangad ng patnubay ng iba pa: **Ang sinumang bumaling palayo sa pag-alaala sa Akin ay tunay na magkakaroon siya ng isang masikip na pamumuhay. Iipunin Namin siya sa araw ng pagbangon na isang bulag.**[148]

Nagsabi naman Siya habang nagpapabatid tungkol sa katiwasayan ng mga mananampa-lataya at kaligayahan nila sa buhay na ito: **Ang mga sumampalataya at hindi naghalo sa pananampalataya nila ng paglabag sa katarungan, ang mga iyon ay magkakaroon ng katahimikan at sila ay mga napatnubayan.**[149] Sinabi rin Niya: **Tungkol naman sa mga paliligayahin ay sa Hardin *sila*, na mga mananatili sa loob nito**

---

[148] Qur'an 20:124.
[149] Qur'an 6:82.

**sa itatagal ng mga langit at lupa, maliban sa niloob ng Panginoon mo — isang bigay na hindi mapuputol.**[150]

Ang mga relihiyon na ito — na hindi Islam — kung sakaling ipatutupad natin sa mga ito ang mga pamantayan ng totoong Relihiyon na nauna nang nabanggit[151] ay talagang masusumpungan natin ang mga ito na nawalan na ng karamihan sa mga sangkap na iyon. Ito ay maliwanag na sa pamamagitan ng maikling paglalahad tungkol doon.

Ang pinakamalaking nilabag ng mga relihiyong ito ay ang paniniwala sa pagkaiisa ng Diyos sapagkat nagtambal ang mga tagasunod ng mga ito sa tunay na Diyos ng iba pang mga Diyos. Ang mga binaluktot na relihiyong ito ay hindi rin nagkakaloob sa mga tao ng batas na naaangkop sa bawat panahon at pook na mangangalaga sa mga tao sa relihiyon nila, mga karangalan nila, mga supling nila, mga ari-arian nila at mga buhay nila.

Hindi nagtuturo ang mga ito sa kanila at hindi gumagabay sa kanila sa batas ni Allah na ipinag-utos Niya. Hindi nagkakaloob ang mga ito sa mga kaanib ng mga ito ng kapanatagan at kaligayahan dahil sa nilalaman ng mga ito na kontrahan at salungatan.

Tungkol naman sa Islam, darating sa iyo sa mga sumusunod na bahagi ang maglilinaw na ito ang mananatiling totoong Relihiyon mula sa Diyos na kinasiyahan Niya para sa sarili Niya at kinasiyahan Niya para sa Sangkatauhan.

Sa pagwawakas ng bahaging ito ay nababagay na malaman natin ang katotohanan ng pagkapropeta, ang mga tanda ng pagkapropeta at ang pangangailangan ng tao roon, at na linawin natin ang mga saligan ng pag-aanyaya ng mga sugo at ang katotohanan ng pangwakas na mensaheng mananatili.

## Ang Katotohanan ng Pagkapropeta

---

[150] Qur’an 11:108.

[151] Tingnan ang pahina A-B ng aklat na ito.

Tunay na ang pinakamalaking isinasatungkulin sa tao ay na malaman niya sa buhay na ito ang [tunay na] pagkakilala sa Panginoon niya na nagpairal sa kanya mula sa wala at nagpanagana sa kanya ng mga biyaya. Tunay na ang pinakamalaking layon na nilikha ni Allah ang mga nilikha ayon doon ay ang pagsamba sa Kanya lamang, napakamaluwalhati Niya.

Subalit papaanong makikilala ng tao ang Panginoon niya nang totoong pagkakilala at ang kinakailangan ukol sa Panginoon na mga karapatan at mga tungkulin? Papaano niyang sasambahin ang Panginoon niya?

Tunay na ang tao ay makatatagpo ng tutulong sa kanya sa mga kasawian ng panahon niya, at ng para sa kanya sa mga kapakanan niya gaya ng paglulunas sa karamdaman, pagkakaloob ng gamot at pagtulong sa pagpapatayo ng tirahan at mga kawangis niyon. Subalit hindi siya makatatagpo sa lahat ng tao ng magpapakilala sa kanya sa Panginoon niya at maglilinaw sa kanya kung papaano niyang sasambahin ang Panginoon niya.

Ito ay dahil sa ang mga isip ay hindi makapagsosolo na makilala ang nais ni Allah yamang ang isip ng tao ay higit na mahina na matalos ang nais ng taong gaya niya bago maipabatid nito sa kanya ang nais nito kaya papaanong malalaman niya ang nais ni Allah? Ito ay dahil din sa ang tungkulin na ito ay nilimitahan sa mga sugo at mga propeta na hinirang ni Allah upang iparating ang mensahe, at sa mga pinuno ng patnubay na mga tagapagmana ng mga propeta, na mga nagdadala ng mga pamamaraan nila, na sumusunod sa mga bakas nila at nagpaparating para sa kanila ng mensahe nila.

Ito ay dahil din sa ang mga tao ay hindi hindi maaaring tumanggap nang tuwiran mula kay Allah at sila ay hindi makakakaya niyon. Nagsabi si Allah: **Hindi ukol sa tao na maki-kipag-usap sa kanya si Allah maliban sa isang pagsisiwalat, o *makikipag-usap Siya* sa likod ng isang tabing, o magsusugo Siya ng isang *anghel na* sugo, pagkadaka ay isisiwalat nito ayon sa**

**kapahintulutan Niya ang anumang niloloob Niya. Tunay na Siya ay Mataas, Marunong.**[152]

Kaya naman hindi maiiwasan na may isang tulay at isang embahador na magpaparating buhat kay Allah ng isinabatas Niya patungo sa mga lingkod Niya. Ang mga embahador at ang mga tulay na ito ay ang mga sugo at ang mga propeta. Dinadala ng anghel ang mensahe ni Allah patungo sa propeta at ipinararating naman ito ng sugo sa mga tao. Hindi dinadala nang tuwiran ng anghel ang mga mensahe patungo sa mga tao dahil sa ang daigdig ng mga anghel ay naiiba sa daigdig ng mga tao sa kalikasan nito. Nagsabi si Allah: **Si Allah ay humihirang mula sa mga anghel ng mga sugo at mula sa mga tao.**[153]

Hiniling ng karunungan Niya na ang sugo ay kabilang sa uri ng mga pinagsusuguan upang makaunawa sila buhat sa kanya at makaintindi sa kanya, upang magawa nilang kapana-yamin ito at kausapin ito. Kung sakaling nagpadala ng sugo na kabilang sa mga anghel ay talagang hindi nila makakaya na kaharapin ito ni matuto rito.[154]

Nagsabi Siya: **Nagsabi sila: "Hindi kasi nagbaba sa kanya ng isang anghel." Kung sakaling nagbaba Kami sa kanya ng isang anghel ay talagang napagpasyahan na sana ang usapin at pagkatapos ay hindi na sila palulugitan. Kung sakaling ginawa Namin *ang sugong* ito na isang anghel ay talagang ginawa sana Namin siya na isang lalaki at talagang nagpalito na sana Kami sa kanila ng ikinalilito nila.**[155]

Nagsabi pa Siya: **Hindi Kami nagsugo noong wala ka pa ng anumang mga isinugo malibang tunay na sila ay talagang kumakain ng pagkain at lumalakad sa mga pami-lihan. Ginawa Namin bilang isang pagsubok ang ilan sa inyo para sa iba —**

---

[152] Qur'an 42:51.

[153] Qur'an 22:75.

[154] Tafsír *al-Qur'an al-'Adhím*, akda ni Abú al-Fidá' Ismá'íl ibnu Kathír al-Qurashí, tomo 3, pahina 64.

[155] Qur'an 6:8-9.

**magtitiis ba kayo? Ang Panginoon mo ay laging Nakakikita. Nagsabi ang mga hindi umaasa na makipagkita sa Amin: "Hindi kasi nagbaba sa amin ng mga anghel o *hindi kasi* namin nakikita ang Panginoon namin." Talaga ngang nagmalaki sila sa mga sarili nila at nagpakayabang ng isang malaking pagpapakayabang.**[156]

Nagsabi pa si Allah: **Hindi Kami nagsugo noong wala ka pa kundi ng mga lalaki na nagsiwalat Kami sa kanila.**[157] Nagsabi pa Siya: **Hindi Kami nagsugo ng isang sugo kundi ayon sa wika ng mga tao niya upang maglinaw siya sa kanila,**[158]

Nagtataglay ang mga sugo at ang mga propeta na ito ng katangian ng kalubusan ng pag-iisip, ng kaayusan ng kalikasan ng pagkalalang, ng katapatan sa salita at gawa, ng pagiging mapagkakatiwalaan sa pagpaparating ng ipinagkatiwala sa kanila, ng pangangalaga laban sa lahat ng nagpapapangit sa asal na pantao, at ng kalusugan ng mga katawan laban sa anumang ikaririmarim ng mga paningin at ikasusuklam ng mga matinong panlasa.[159]

Dinalisay nga ni Allah ang mga sarili nila at ang mga kaasalan nila. Sila ay pinakalubos na mga tao sa kaasalan, pinakadalisay sa mga ito sa mga kaluluwa at pinakamapagbigay na mga tao. Tinipon ni Allah sa kanila ang mga marangal sa mga kaasalan at ang mga magan-dang ugali. Tinipon Niya rin sa kanila ang pagkamatiisin, ang pagkamaalam, ang pagkama-pagparaya, ang pagkamapagbigay, ang pagkamapagkaloob, ang katapangan at ang pagkama-katarungan hanggang sa nakilala sila sa mga kaasalan na ito sa gitna ng mga tao nila.

Itong mga tao ni Propeta Sálih (AS) ay nagsasabi sa kanya ayon sa ipinabatid ni Allah hinggil sa kanila: **Nagsabi sila: "O Sálih,**

---

[156] Qur'an 25:20-21.
[157] Qur'an 16:43.
[158] Qur'an 14:4.
[159] Tingnan ang *Lawámi' al-Anwár al-Bahíyah* (Ang Maningning na mga Kislap ng mga Liwanag), tomo 2, pahina 265; at ang *al-Islám*, akda ni Ahmad Shiblí, pahina 114.

